

# CAMS | CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES







## ARABIC COURSE FOR NON ARABS

- Beginner / Advance / Expert
- 12 levels
- 3 PARTS
- 12 weeks/1 Level




## HARDWARE COURSE

- Hardware & Maintenance Course
- Networking




## MANAGEMENT COURSE

- Personality Skill Development
- In Search of Job
- Secreterial Skills




## COMPUTER AIDED DESIGN COURSE

- AutoCAD
- 3D Studio Max

## COMPUTER COURSE

- Introduction to Computers & Win XP, MS Word, MS Excel, MS Powerpoint, Internet & Email.
- MS Word & Excel (Advanced)
- MS Access



## PROFESSIONAL CERTIFICATION COURSE

- Primavera
- MS Project
- SQL + Oracle
- Graphic Designing
- Web Designing

## NEW BATCHES STARTING SOON - RUSH FOR REGISTRATION

For more information please contact (8:00 a.m. to 1:00 p.m.) and (4:30 p.m. to 8:00 p.m.) on following:

Tel: 2473658 - 2418934 - 2418917 Ext: 300 - 301
Address: Ahmed Al Jabir St., Near Warba Insurance Co, Intl' Islamic Organiztion Building, 3rd Floor, Sharq.

# *Pag-usapan po natin!*


**Chief Patron**
Mohammad Ismail Al-Ansari
**Editor**
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya





**Designer**
Nader Bellal
**PUBLISHED BY**
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: info@kpccenter.com
**General Supervisor**
Khalid Abdullah Al-Sabea
**Executive Director**
Shk. Abdulhadie Gumander
**Assistant Executive Director Men Section**
Ust. Abu Ubaidah Satol
**Assistant Executive Director Women Section**
Usta. Halima Mantawil


Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Ipadala ang mga komento at mga katanungan sa pagusapan@gmail.com





# Editoryal



Ang Kaligayahan ay hinahangad nating lahat at pinagsisikapang makamit. Anuman ang ating lahi, edad, kasarian, katayuan sa lipunan, karunungan, relihiyon o pinag-aralan, nais nating lahat na makaranas at magtamasa ng Kaligayahan. Ang mundong ating ginagalawan ay palaging nagtatangkang magbigay sa atin ng kahit na anong bagay na maaaring magdulot sa atin ng Kaligayahan, ngunit aminin na natin, hindi talaga tayo maligaya; mayroong kulang!

Isang online survey ng 28,153 katao sa higit 51 bansa, napag-alaman na habang ang buong mundo ay nangangamba tungkol sa pandaigdigang krisis pinansyal, maraming mga taong pinaalalahanan ang kanilang sarili na ang pera ay hindi maaaring makakabili ng kaligayahan.

Napag-alaman ng Nielsen Happiness Study na sa pandaigdigang kabuuhan, ang mga kababaihan ay higit na masaya kay sa mga lalaki sa 48 ng 51 na mga bansang sinurvey. «Dahil ang mga ito ay higit na masaya sa mga hindi-pang-ekonomiyang dahilan, ang kaligayahan ng mga kababaehan ay mas matibay kahit sa panahon ng krisis,» sabi ni Bruce Paul ng Nielsen. Sinabi pa na ... ang mga kalalakihan ay higit na masaya sa pera, habang ang mga kababaihan ay makahanap ng mas malaking kagalakan sa pakikipag-kaibigan at mga relasyon sa kanilang mga anak, mga kasama sa trabaho at mga amo... ang mga kababaehan ay mas optimistic tungkol sa hinaharap ... mas higit na kontento sa kanilang buhay-sekswal.

Ang katotohanang mayroon tayong iisang hangarin na magkamit at magtamasa ng Kaligayahan ay nagsasabi sa atin na ang kaligayahang iyon ay dapat maging bahagi ng ating pang-araw-araw na pamumuhay at ang bawat isa sa atin ay may katuwiran at karapatan sa pagsasaliksik o paghahanap ng Kaligayahan.

Kung pare-pareho nating «mahawahan» (pasiglahin) ang bawat isa sa pamamagitan ng kaligayahan, ang lahat ay magiging 100% masaya. Sabihin mo mang, «Pero hindi ko nararamdaman ang anumang kaligayahan!» Ito ay hindi rason sapagkat kahit na ang iyong ngiti ay pakitang-tao lamang, para sa iba ito ay tunay, dahilan upang maramdaman niya ang higit na kaligayahan, mas higit na kasayahan - at ito ay babalik sa iyo sa pamamagitan ng ibang tao.

Ullessis Ahamad Yusuf Abaya
uaya101@gmail.com
pagusapan.tripod.com

# ANG KALIGAYAHAN AY NASA SA IYO







Naitanong mo na ba sa iyong sarili, bakit halos lahat ng tao ay gusto ng kaligayahan. Pinilit kong alamin ang dahilan kung bakit tayo nandito sa mundong ito, at ang madalas kong natatanggap na sagot ay "upang lumigaya." Ngunit sa tunay na realidad ng buhay, ang kaligayahan ay mailap, dapat mayroong kapalit, at tulad ng isang mamahaling bagay, ito ay may katumbas na halaga. Mula pagkabata hanggang tayo nakapagtapos, hindi natin napag-aralan sa paaralan kung papano natin makamtan ang kaligayahan. Madalas akong nagtatanong sa aking sarili, Bakit ang ilang mga tao ay laging masaya? Nagtataka ako, Ang mga masasayang tao ba ay mas madunong pa kaysa sa akin?

Noong bata pa ako madalas kong pinapangarap ang maganda at makulay na bukas. Nang sa wakas ako'y nakarating na sa 'kinabukasan' natuklasan ko na ang buhay ay hindi pala puro maganda at makulay. Muli akong nagtatanong, bakit ang ibang tao ay nakatira sa nakahahalinang buhay at paano nangyaring ang ibang tao ay mas maligaya kaysa sa akin?

Ako'y nananaliksik, ako'y nagbabasa, ako'y nagtatanong – bakit may mga taong maligaya at bakit marami ang hindi? Isang konklusyon ang aking natagpuan. Ang kaligayahan ay komporme sa iyong sariling pananaw. Bawat isa sa atin ay may kanya-kanyang pilosopya sa buhay. Ang ating pang-araw-araw na pilosopiya ay ang nagpapaikot sa ating mundong ginagalawan. Ito ang ating pinaniniwalaan. Kung ang sahod mo ay 45 dinars at masaya ka na roon, magaling. Ngunit kong ikaw ay naghihirap sa pag-iisip papano mo pagkasyahin ang iyong sahod na 350 dinnars, nakakalungkot yon. Ngunit kong papansinin natin, karamihan sa mga masasayang tao ay may pinagka-isahang pilosopiya sa buhay. Ano kaya ito? (UAYA101@gmail.com)

# UPANG LUMIGAYA ALALAHANIN MO ANG NGAYON!



Karamihan sa atin ay palaging nag-alala. Tayo ay nag-alala tungkol sa ating mga trabaho, sa ating mga anak, at kung ano ang iisipin ng ating mga kapitbahay! May mga taong sasabihan ka pan na "Ikaw ay dapat mag-alala!" Ngunit ang labis na pag-aalala at pagkabahala ay may dalang kalamidad at masama para sa iyong kalusugan! Kaya ano ba ang dapat gawin tungkol sa iyong mga ikinabahala? Ipagpaliban ito. Gumawa muna ng aksiyon at ipagpaliban ang pag-aalala. Ito ang ginagawa ng mga taong matagumpay sa buhay.

Kung papansinin mong maigi ang iyong kalagayan ito ang iyong makikita, WALA KA TALAGANG PROBLEMA, maliban lamang kung ikaw ay nasa isang pagbabanta-sa-buhay na sitwasyong.

Syempre ang mga kalamidad ay dumarating. Ang mga sakit at krisis pinansyal ay mangyayari. Ngunit hindi ito dahilan upang mamuhay na parang isang kunehong takot.

Kapag dumating ang isang krisis, isa-isahin mo itong harapin. Kalimutan mo muna ang bukas, harapin mo ang ngayon. Kapag hayaan mo ang iyong isip na hahatakin ka sa hinaharap, sa mga bagay na hindi pa nakakarating, tiyak maiipit ka sa mga sitwasyon. Manatili sa kasalukuyan. Gawin kahit na ano ang maaari mong gawin sa ngayon at kalimutan muna ang pag-aalala.

Tumingin ka sa iyong buhay. Kahit minsan may isang sitwasyon bang hindi mo nalampasan? WALA! Kaya kung nalalampasan mo ang mga nakaraan, tiyak kaya mo ang sa ngayon. Huwag mo nang isipin ang mga dumarating, hindi pa iyon totoo. Kung pagsabihan ka na "alalahanin mo ang bukas," sagutin mo, "Bukas na, inaalala ko pa ang ngayon."

Nakasulat sa aklat ng mga Kristiyano, "Huwag nga kayong mabalisa patungkol sa kinabukasan sapagkat ang kinabukasan ang mababalisa sa kaniyang sarili. Sapat na sa bawat araw ang kasamaan nito." (Bibliya, Mateo 6:34)

(Konsepto kuha sa aklat Happiness Now, ni Andrew Matthews, UAYA101@gmail.com)

# Ang Mga Benepisyo Ng Tawa

Ang paghalakhak ay isa sa mga paboritong estratehiya sa stress management dahil ito ay libre, maginhawa, at maraming benepisyo. Maaari kang makakuha ng karagdagang paghalakhak sa iyong buhay sa mga sumusunod:

TV at mga Palabas: Hindi nauubos ang pagkakataong tumawa mula sa mga palabas ng TV kahit nasa bahay. Huwag mag-aksaya ng iyong panahon para sa mga puro iyakan na mga palabas. Ang panonood ng mga masasayang mga pelikula ay isang madaling paraan para makakuha ng tawa sa iyong buhay kailan mo ito kailangan.

Tumawa Kasama ang mga Kaibigan: Siyempre nakakailang tumawang mag-isa. Ang panonood ng isang palabas kasama ang mga kaibigan ay isang magaling na paraan upang makakuha ng mas maraming paghalakhak sa iyong buhay. Nakakahawa ang epekto ng mga tawanan at maaaring ikaw ay tatawa ng higit pa kompara sa ikaw ay nag-iisa. Dagdag pa nito, magkakaroon ka ng magandang alaala sa paglaon ng panahon.

Maghanap ng Katatawanan Sa Iyong Sarili: Sa halip na mag-reklamo tungkol sa mga frustrations sa buhay, subukang tawanan ang mga ito. Diskartehan ang buhay na kasama ang tawanan. Ito ay isang paraan upang makabawas ng stress sa mga negatibong mga pangyayari, at makakamit ang kalusugan at mga benepisyong dulot ng pagtawa.

’Pekein Ito Hanggang Magawa Mo Ito’: Sa mga pag-aaral, nagpapakita na mayroong positibong epekto ang ngiti, ito man ay huwad o tunay. Ang pikeng paghalakhak ay nagbibigay din ng mga benepisyo na binanggit sa itaas. Kaya ngumiti ng madalas, at pekein ang tawa; maaari mo pa ring makamit ang positibong epekto, at ang mga pekeng tawanan ay maaaring humantong sa mga tunay na mga ngiti at pagtawa.

(Konsepto kuha sa aklat The Laughing Cure, ni Elizabeth Scott, M.S., www.about.com)

UAYA101@gmail.com





# ANG PAG-IBIG AY DAAN

Sa buong panahong itinagal ng kasaysayan ng sangkatauhan, makikita natin na kung ano ang itinayo ng pag-ibig ay sinisira ng pagkamakasarili. Kahit ganoon, ang pamaraang tunay na panatilihin tayong buo ay natuklasan noon pa. Ang kailangan nating gawin ay ang pag-aralan ito.

Sa kabuuan ng historya ng Israel, ang pag-ibig sa kapwa ay siyang susi ng kanyang tagumpay at ginhawa. Kapag taglay pa niya ang ugnayan ng pag-ibig at samahan sa bawat-isa, ang mga tao sa Israel ay namuhay sa sukdulan ng kanilang espiritwal at materyal na kaluwalhatian. Ang dulo ng kanyang tagumpay ay dumating nang ang Unang Templo ay ginawa at ang buong tribo ng Israel ay namuhay sa pag-ibig at pagbibigayan.

Nang ang lakas ng pagkamakasarili ay sumambulat, ang pagkakaisa ng Israel ay ginambala at ang hindi pagkakasundo ay lumaganap sa bahagi ng bansa. Sa natirang parte ng bansa, ang kinalabasan ay naging makasarili at nawala ang kanilang ugnayan. Sa bandang huli, ang hindi pagkakasundong espiritwal ay nagbunga ng hindi pagkakasundong pisikal, ang Unang Templo ay nawasak at ang mga tao ay kumalat sa lahat ng dako. Nang napag-alaaman ng ilang tao na ang hindi pagkakasundo ay siyang dahilan ng pagtapon at pagkawasak, sinubukan nilang muling buhayin ang pag-ibig sa kapwa, bumalik sa Israel at ginawa ang Pangalawang Templo. Pero ang pampatibay ng pagkamasarili ay hindi huminto doon. Ito>y muling nagsimula at naghayag ng mas malalim na pagkapoot at hindi pagkakasundo. Kaya pati ang Pangalawang Templo, ay nawasak. Kahit sa grupo ng mga estudyanteng Kabalista ni Rabbi Akiva, ang tanyag na panuto ay «Ibigin Ang Kapwa» ay napauwi sa pagkakapoot. Sa wakas, ito ang naging dahilan ng pagkamatay ng 24,000 Hudeyo sa nakakikilabot na salot. Sa gayon, ang mga tao sa Israel ay nawalan ng pag-ibig sa kapwa at naitapon mula sa espiritwalidad at mula sa lupaing Israel sa loob ng 2,000 taon.

Sa ngayon, kahit ang mga tao sa Israel ay nasa lupaing Israel, ang panaginip ng isang Kabalista na nagkakaisang bansa ay malayo pa sa katuparan. Kahit kung mayroon pang pagkakaisa sa panahon ng krises, ito>y panandalian lamang, pareho ng kinakailangang pagkakaisa ng kapatiran. Ang tunay na pagkakaisa ay di maaaring umasa sa mga krises na hatid sa dahilang panlabas.

Kaya paano natin minsan pang muling maging mga taong nagkakaisa base sa pag-ibig sa kapwa? Ang bawa>t isa sa atin ay mayroong espesyal na punto sa puso na tumatawag sa atin upang malaman natin ang ating kalagayan bilang bansa ng pag-ibig. Kapag nagawa iyon, ating bigyang daan ang bagong kinabukasan para sa lahat kung saan dama ng lahat na sila ay pinagbukod-bukod at kumikilos na parang isang katawan. Nguni>t ang paraan para maabot ang tunay na pag-ibig ay ang pamamaraan na pinagyaman ni Abraham.

Sa kasalukuyan, ang kapani-paniwalang kaalaman ng Kabala ay sumipot at naging may kaugnayan higit sa kailanman. Ang pagpapalaganap ng mensahe ng Kabala sa madla ay paraan para maibalik ang pag-ibig sa kapwa at pumaitaas sa tugatog ng kaligayan at pagiging isang buo. (pinoykabala.tripod.com, pinoykabala@live.com)

# PAANO MAKA-SURVIVE SA KUWAIT?

Alam nating lahat ang mga pangangailangan upang mabuhay, tulad ng pagkain, tubig, at tirahan. Ang kakulangan o ang mahabang kawalan ng mga ito ay hahantong sa kamatayan. Ang mga nasa listahan sa itaas ay normal na mga pangangailangan para sa kaligtasan ng buhay kahit saang dako ng mundo, ngunit upang matirang buhay sa Kuwait, mayroong mga espesyal na listahan. Ang mga ito ay nagbabago kung isasama ang mga pangangailangan upang mabuhay sa bansang Kuwait. Kakulangan o matagal na pagkawala nito ay hindi hahantong sa kamatayan ngunit ito ay humantong sa kumpletong kahirapan at kawalan ng kakayahan na gumana ng maayos sa lipunan. Upang maka-survive sa Kuwait kakailanganin mo ang mga sumusunod:

Wasta

Ang wasta ay koneksyon o pamamaraan na kung saan sa pamamagitan nito ang mahirap na mga bagay-bagay ay makukuha natin sa isang mas madaling paraan (at kadalasan ay wala sa mga alituntunin). Sa pagtira sa Kuwait nangangailangan ng wasta. Kung wala ito, hindi mo makukuha o gawin ang kahit ano; maaari, ngunit ito ay magiging mahirap. Kailangan mo ang wasta para sa mga papeles, upang makakuha ng isang trabaho, sa upa ng apartment at maraming iba pang mga bagay-bagay. Kung wala kang direktang wasta, dapat kang maghanap at iugnay ang iyong sarili sa isang tao na meron. Sa ganitong paraan, maaari kang makakuha ang second o third-party na wasta, na kung saan makakatulong upang makuha mo ang inyong mga kinakailangan.

Mobile

Walang nakatira sa Kuwait na wala kahit isang mobile. Ang iyong numero ng cellphone sa Kuwait ay ang katumbas ng iyong social insurance number sa ibang bansa. Para sa ilang mga tao, ang mobiles ay mas mahalaga pa kaysa sa landlines - ang mga tao ay maaaring mabuhay ng mga taon na walang linya sa telepono sa mga bahay, ngunit hindi ito tatakbo ng isang araw na walang mobile. Sa pagtira sa Kuwait, kailangan mo ng isang mobile.

Kotse

Ang isang sasakyan ay tiyak isang pangangailangan upang makarating kung saan ka man tutungo. Hindi tulad ng ibang mga bansa, ang mga pampublikong sasakyang sistema dito sa Kuwait ay hindi maginhawa. Walang tren o metro, kaya ang tanging pampublikong transportasyon na magagamit ay ang bus. Ang paggamit ng mga bus para makarating kahit saan ay katulad ng pagsama sa isang tour ng Kuwait. Ikaw ay dadaan ng maraming mga walang saysay na kalye at ang isang paglalakbay na tumagal lang sana ng ilang minuto ay tatagal ng halos isang oras. Kung hindi ka makakuha ng sariling kotse, iugnay mo ang iyong sarili sa isang tao na meron. Ito ay tinatawag na transport sharing.

(Mula sa Life's bare Necessities in Kuwait, ni Sawsan Kazak, Friday Times, UAYA101@gmail.com)



# BASA A MORO



TIG O KHIBASAWN

Inisorat i Abdullah Mustapha
First Translator sa Ministry of Justice, Kuwait.

Soden so Allahota2la i mitharo2on sa so mapiya a katharo2 na lagid o mapiya a kayo a mimbekaw sa gilopa2 na mishapasapak sa langit. (كلمة طيبة كشجرة طيبة أصلها ثابت وفرعها في السماء). Na tig o saba2ad ko mga lalantas i pamikiran a sokon so mapontos a bantang a katharo2 na magarang a diso kampilan.

Sa kataya so saba2ad ko mga katharo2 o mga lalantas i pamikiran ko mga oripen o Allah, na phandapatan tanobo2.

* So Sowa2 na solo2, na so kada2 a sowa2 na maliboteng.
* So nakoda2 na mapasang i kandagang sa inam.
* Aya titho a mata2o sa arga2 a doniya2 na so di2i sharakalmawt.
* Dingka rarata2an sa ginawangka so miyaypos, ka so miyaypos na miyatay.
* So kangoda na kasorga2an o poso2.
* Igira a komiyadeg so gira na ayabo2 a iportanti na so kapakataban.
* Si2i sa gira na aya pephamomono2an na so mga mayaman, na aya pephamatay na so mga pobri.
* Odaden a sanganeka sa doniya2 , na pedeka ko miyamatay.
* So mga bito2on na pkherap sa langit, oga2id na da2 a baniyan dagedeb.
* Hay mga ngongoda na pakapipiya2aniyo a ginwaniyo, ka mata2an a so omor na makempet.
* So phenayawn na aya di2 phaka2oma, na so kna2 oba phenayawa na aya pephakawma .
* So mayaman na aya pephamanekhawanyian sopobri, na so pobri na pephamanekhawaniyan na so lagidiyan a pobri.
* So sakataw a mama sa sold a walay na tomo2 a di2so sapolo2 liyo a kleb.
* So kapangabaya2 na po2onan…Na so kapangaroma na po2onan o kaposan… Na so kambelag na kaposan o po2onan.
* Aya mapiya a bolong ko langowan a mga gedamen na so pirak.
* Saden sa komakaden sa lo2ok a lalan na pekhadashangan.
* Da2 a khasongowaneka odika lalakaw.

Taman sayabo2, ka angkano di2 mbokla … sa sompatan tanobo2. wassalam.



KATAYA SO KABPAGINETAO TANO
Pamekasan a ika: 3

Ni Ust. Mojahid Gumander
IPC, Kuwait City
Email: mgipc@yahoo.com
www.mojahid.ipcblogger.com

Saya ko ped a tudtol na walo katao a mga arab a bpon sa darpa a Yaman i miyamakauma sa Pilipinas. Uway gkatawag tano bon a Pilipinas so darpa tano sabap sa giyaya den i kiyalayaman ago miyakilala a ngaran ka aya usto na kena giyaya i ngaran iyan saya ko mga kalukes-lukesan tano ka sabad ko patutudtol na aya ron inibedto na PANADENG A MALAYSIA atawka salakao pen san, sabap sa matatago ron so madakel a kakawasan. So peman so tupo tano na maya tupo a Indo-Malay aya iyan ma'na na miyakadsimbor so tupo a Indonesian ago Malaysian.

Bali aya pagampaganayan a arab a miyakauma sa Pilipinas na si Sharif Makhdum ko ragon a 1380 so ped a kadtaro na 1381 so ped peman na 1384, saya tampar miyakapimpir sa Sulo. Sabap ro na miyadsima iyan i malo miyamakasilay so kabpaginetao o mga tao sa Sulo taman den ko embalabala, puringana i aya iyan bon kahanda na panon i kapayapat o kabpaginetao a mapya a makaayon ko Agama Islam ya masla na so kakilala ko Kadnan a isa-isa, na aya den a pingguman iyan na so pidtaro a kaungangen ago kananao sa basa arab a HIKMAH mapya benar a ukit kena ba taradtad a kena abusado a giyuto i guman o mga Nabi ('AS) labi den so muripuri a pangahulo tano a Nabi Muhammad (S'AWS).

Aya muna pinggula i Sharif Makhdum na pibpakat iyan siran taman sa miyumbal sekaniyan sa Masjid a bidtuwan sa basa arab ONWAANUL-ISLAM sa basa ta na tigiran TUMBOK AGAMA ISLAM pagampaganayan a Masjid a miyakatindeg sa Pilipinas, kiyagaipan o mga tao ka aya iran katig sa pagumbalen iyan na walay a pedturugan iyan kena besen ka gu mapasad na pelagkup-lagkop bo.

Itataros bo inshaa-Allah…



NIYA SO PARIBASAN A MAPIA

Ni Ust. Wahibe Tamama
Da'iyah & Social Researcher, KPCCenter

1. Tatagito ka den magundang ka O Maka Uma so Paka Arang na Dika den Kapagudasan " (Mapia so Kandadalabay) Udi na Pamakutan so aden Ka Dika Lalayon Sadar.
2. Yaden Mpia sa Tao na Aden Katindeganiyan A Mabaloy a Kandayaganiyan, A Dili ron, Kapamidtedan, Entuba so Madadalem siya kano Paribasan (Pinubpok A Pinebpad A Diden Magkaling Kaling)
3. So Uripen O (ALLAHO TAALA) Na Mawaraw Siya Kano Bantang ka Dili Kadsagayanan A Slakaw A Meleledto " Ka Da Sumagad A Samber Ka Makin Mamulintukan.
4. Matibangkal A Untong O Tao I Kasabpetan, Bulawan O Inged so Tao A pandapatan.
5. Ya mpia sa tao endaw I nasasangan, so husto husto gid na mapia.

# ANG PAG-AASAWA SA ISLAM

Ang kasal sa Islam ay magaganap matapos na magkasundo ang lalaki at ang babae. Ang pagkuha ng marriage license ay para lamang upang kilalanin ng pamahalaan na ang kasal ay legal at tunay. Tungkulin ng asawang sustentuhan sa pagkain, pananamit, at tirahan ang kanyang maybahay, ayon sa kanyang kakayahang financial. Kapag nakasal na ang lalaki't babae, magkakaroon ng karapatan ang bawat isa sa kanila na magmana kapag namatay ang alinman sa kanila.Ang pag-aasawa ay may dalawang layunin: para sa ikasisiya ng mag-asawa at para sa pagbuo ng mabuting pamilya at malusog na lipunan.

Ipinag-uutos ng Islam sa mga nag-iisip na mag-asawa na gawin nila ang abot ng kanilang makakaya na gawing maligaya ang kanilang buhay. Hinihimok silang pagbutihin ang pagpili ng mapapangasawa, na dapat ito ay isang mabuting babae at mapagmahal. Hinihimok ang mag-aasawa na maging matiisin. Pinapaalala na ang pagkayamot sa maybahay ay hindi dapat maging dahilan upang hiwalayan ng lalaki ang kanyang maybahay. Sa halip dapat pang palawakin ng isang Muslim ang kanyang pang-unawa nang sa gayon ay makapagtayo sila ng isang tahanang pinaghaharian ng habag.

Ang polygyny o pag-aasawa ng higit sa isa, ay lumitaw na halos kasabay ng sangkatauhan. Umiiral na ito noon sa mga sina-unang batas at mga sinaunang lipunan ng tao anupa't ginagawa rin ito ng mga Hudyo at Kristiyano na tulad ng mga Griego, Chino, taga-Babilonia, taga-Assyria, Taga-India at pati na rin ang mga Arabiano bago pa man isinilang si Muhammad (SAS). May dalawang katangian ang polygyny noong unang panahon: walang limitasyon ang bilang ng asawa at napasasailalim ang babae sa inhustisya. Inalis ng Islam ang inhustisyang ginagawa noon sa babae at nilimitahan ang polygyny hanggang sa apat na maybahay.

Nang ipinahintulot ng Islam ang polygyny, gumawa naman ito ng mahigpit na kondisyon tungkol sa isyu ng katarungan sa mga asawa. Pinaaalalahanan ang isang Muslim na mag-isip-isip muna nang matagal bago maglakas-loob na pasukin ang polygyny. Ang sabi ng banal na Qur'an: "Mag-asawa kayo ng mga babaeng kinalulugdan ninyo; dalawa o tatlo o apat. Subalit kung kayo ay nangangambang hindi magiging makatarungan, isa na lamang." (Qur'an 4.3)

# POLYANDRY – PAG-AASAWA NG HIGIT SA ISANG LALAKI



Umiiral sa bansang Tibet ang isang kakaibang istraktura ng pamilya, ang kapatirang polyandry, kung saan ang isang babae ay maaaring magkaroon ng maraming asawa ng sabay-sabay, sa kondisyong ang mga lalaking ito ay magkakapatid. Kahit normal na sa kanila na ang pinaka-panganay na lalaki ang may kapangyarihan sa kanyang mga kapatid ngunit lahat ay kalahok bilang sekswal na mga kasosyo sa sandaling sila ay umabot na sa pagbibinata. Ang Polyandry ay madalas na nangyari sa bansang Tibet, kung saan ang relihiyong Budhismo ay umiiral. Nakita ng mga Tibetans ang ilang mga benepisyo sa ganitong di-pangkaraniwang kaayosang pam-pamilya. Ito ay nagbibigay-daan sa ilang mga kapatid na lalaki sa paglalakbay mula sa kanilang tahanan para sa pangangalakal sa malayong lugar o sa matagal na panahong pagkalayo habang nagpapastol ng kanilang mga baka at mga alagang hayop, sa kaalamang ang kanilang naiwang baybahay ay ligtas at protektado ng iba pang kapatid na lalaki. Maiiwasan din ang pagkawatak-watak ang mga ari-arian at ang mga bukirin ay mananatili sa kamay ng pamilya, sa halip na mahahati sa pagitan ng magkakapatid. Gayun pa man, ang babae pa rin ang nasusunod dito, at maaaring pipiliin niya ang hindi pag-asawa ng higit sa isa kung ayaw niya. Ngunit makikita natin sa kanilang kasaysayan, ang panlipunang sistema rin mismo ang pipilit na ang lahat ay susunod sa mga tradisyon ng pag-aasawa sa loob ng kanilang sariling mga sosyal na mga antas, at sa kanilang mga sariling angkan at dugo. Ang polyandry ay nananatiling popular sa Tibet sa kabila ng pagbabawal na ipinapataw ng pamahalaan Tsino.

MARAMING MGA AMA

Ang mga anak ng isang Tibetang magulang ay maaaring hindi na malaman ang kanilang tunay na ama (bagama't maaaring alam ng kanilang ina). Ang lahat ng mga bata sa isang pamilya ay tinatawag na "tatay" ang pinakamatandang asawa ng kanilang ina at ang iba pang mga asawa na mga "kapatid ni itay." Kapag ang mga batang lalaki ay lumaki na, maaaring ulitin nila ang ganoong istraktura at mag-asawa ang parehong babae, na ibig sabihin ang kanilang mga anak ay may maraming mga ama at marami mga lolo.

# Maki-ALAM! Buhay ng Pinoy Sa Kuwait

Ni Joshua Yusuf Barbas

Mga Kabayan! Akin ko po kayong iniimbitahan na makiisa at makibahagi ng inyong mga istorya at kwentong Buhay-Kuwait. Mga kwentong Kabayan na nasa Gitnang Silangan partikular dito sa Kuwait. Na kahit naging malayo man tayo sa bayan sinilangan at sa ating mga mahal sa buhay, na dahil na rin sa hangarin at pangarap, na sana'y makaahon ng kaunti sa buhay. Kaya isipin nalamang natin maging inspirasyon sila kahit pa nakaka-home-sick at nakaka-miss sila. Mga Kapatid! Inyong ibahagi ang anuman mga aral ng buhay, kaalaman, payo, mga katanungan at paglalahad ng makulay na kwentong Kabayan. Amin pong kinakalap ang inyong istorya na ating ma-i-publish sa isa sa pinaka bagong babasahin Pinoy sa Kuwait ang "Pag-usapan po Natin." Inyo pong i-email sa pagusapan@gmail.com o sumulat sa P. O. Box 698 Al Qurain, 47357 Kuwait .

Sa pagkakataong ito ang ating ibabahagi ngayon ay ang mga istorya ng ilang kababayan na tila nga maihahanay na natin sila sa mga veterans OFW ng Kuwait, ika nga, dahil sila ang mga tumagal na dito sa Kuwait, ang biro pa nga nila kung pwede lang magpalit na ng citizenship ginawa na nila, pero ganun talaga ang buhay, tayo ay matatapos din dito pagretiro natin sa Kuwait, uuwi din tayo sa tinubuan bayan. May ilan tayong napiling mga Kabayan na nagbahagi ng iba't ibang sagot sa ating katanungan na sana atin itong mapulutan ng mga aral at mga inspirasyon.

Una na dito si Mr. Bitoy di tunay na pangalan, 9 years na sa Kuwait, may asawa, ayon sa kanya kung sahod ang pag-uusapan kailangan daw na iwas tayo sa bisyo at sa luho ng buhay lalu na dito sa Kuwait. Ang tingin niya sa buhay dito di maganda marami ang nag-aasawa na Pinoy na kasal din sa Pilipinas. Marami ding nagsasama ng di pa kasal dito, mga kumapit sa patalim ika nga, para matustusan ang mga pangunahing gastusin dito at sa 'Pinas. Pero sa kabuuan ng aking pagtatanong sa kanya siya ay naging masaya na rin dahil dito n'ya natagpuan ang tunay na Diyos at lalu siyang nakadama ng takot sa Maykapal. Business ang pangarap na matamo ng ating veterans na Designer at Artist sa isang Ministry ng Kuwait. After retirement grocery store o palaisdaan ang pangarap n'yang magkaroon sa atin. At payo niya sa lahat magsikap tayo at maging masinop hangga't kaya pa ng katawan natin ang pagtatrabaho dito sa mainit na panahon ngayon ng Kuwait. 'Wag padala sa tukso, bagkus tibayan ang loob at maging matibay din sa mga pagsubok at manalig unang-una sa lahat sa Maykapal.



Pangalawa sa ating napili, isang guro sa isang center at translator ng isa sa Ministry dito sa Kuwait, 10 taon na dito. At pamilyado na rin. Sa kinikita sagot n'ya - "Kulang na! Kulang pa! Dahil sa dami ng obligasyon ginagampanan lalu na sa 'Pinas. Sa buhay-Kuwait sabi n'ya masaya ngunit masaklap at terible. Subalit kahit pano’ may hinihintay kang sahod, kaysa doon sa 'Pinas na walang tiyak na hanapbuhay. At pag naka-ipon naman ay makapagpatayo ng maliit na negosyo bilang karugtong ng hanapbuhay dito sa Kuwait, para may makuhang pang araw-araw na pangangailangan. Payo naman n'ya gawing priyoridad ang seguridad at kaligtasan sa trabaho, unahin ang kailangan kaysa sa kagustuhan. 'Wag mag-aksaya ng pera, maging masinop para pagdating ng panahon na nasa 'Pinas na, may maipagmalaki tayong bunga ng ating pinaghirapan sa Kuwait. Dagdag pa n'ya ating gawing makabuluhan ang mga araw o taon na ating ginugugol habang tiniis na mapalayo sa mga mahal sa buhay. At 'wag sayangin ang mga sandaling iyong tinitiis at laging alalahanin sa bawat kailangan mo sila ay tanging larawan nila ang iyong kapiling. Dahil ginagawa mo itong pagtitiis para din sa kanilang kapakanan.

Pangatlo sa ating nakasalamuha, si Zeny, 11 years sa Kuwait, 4 na taon sa bahay naglingkod bilang katulong at dahil sa sipag at tiyaga na makaahon sa kalagayan bilang DH, nagpapart time bilang massage sa labas pag may extra time o day off at dahil sa sipag, tiyaga at diterminasyon sa buhay na maka-ahon, s’ya ngayon ay trainor na sa aerobics sa isang gym dito sa Kuwait. Business na tulad din nito ang kanyang gustong maitayo sa ‘Pinas. “Save your money!” Ang kanyang payo. Payo n’ya sa atin, huwag pagbigyan ang luho ng pamilya kung di rin naman masyadong importante. Dahil sa sinasahod na ika n’yay bitin, sa mga gastusin sa sarili na dapat punan, at pamilya sa ‘Pinas na dapat suportahan. Kaya kailangan “wise!” sap era. Ngayon extra income din n’ya ang selling mga health products.

# ANG GAYUMA



Ito ay isang uri ng kulam o love spell, at karugtong nito ang tinatawag na love potions. Ang gayuma ay madaling maipapaliwanag sa siyentipikong paraan. Ayon kay Jane Lyle, sa kanyang aklat na Body Language, kamakailan lang nag-experimento ang mga scientist tungkol sa "male scent" upang malaman kung gaano ba kaaskad ang amoy ng lalaki na sukdulang ika-akit ng isang babae. Ang subject sa experimentong ito ay ang babae at ang misyon ay aalamin ang talas ng pang-amoy ng mga babae na may kaugnayan sa "male scent." Ngunit bago pa man ang nasabing experimento, matagal nang tanggap ng mga kababaehan sa larangan ng "smell investigative report" ang katotohanang 'Ang pang-amoy ng isang babae ay nakatali din sa kanyang buwanang dalaw, ang pag-abot nito sa pinakamababang antas sa panahon ng regla at pagiging pinaka acurate sa oras ng obulasyon.' Ibig sabihin, mahirap gayumahin ang isang babaeng may regla dahil ang kanyang pang-amoy ay hindi masyadong matindi. Ngunit sa panahon ng "ovulation period" kung saan "fertile" ang isang babae, ito ang best time para siya gayumahin dahil sobrang talas at sobrang lakas ang pang-amoy nila sa panahong ito.

Napatunayan sa isang experimento na kapag bumibisita ang mga babaing fertile o nasa ovulation period sa mga bilanguan na puro lalaki ang nakakulong, ayon sa report, sadyang nagugulo at nag-iinit ang mga kalalakihan. Kaya naman sa isang kulungan sa America pinagbabawal ang pagbista ng mga babaing nasa ovulation period sa mga bilanguan. Ang naaamoy ng mga lalaki at dahilan upang sukdulang mag-nit ang kanilang mga katawan ay ang sexual scents na "pheromones." Ito rin ang kemikal na nasa katawan ng mga insekto na pinapakawalan nila sa panahong naghahanap sila ng lalaking makakatalik. Libo-libong milya ang layo, lilipad ang isang lalaking insekto, upang puntahan ang makapamukaw halimuyak na sadyang umaakit at gumigising sa kanyang pagkalalaki. Sinasabing lahat ng hayop ay nagtataglay ng "pheromones" – androsterone ang tawag sa lalaki at copulins naman sa babae.

Sa experimento na ginawa sa isang istasyon ng tren sa London, may anim na telephone booth sa nasabing istasyon, at inespreyhan ng "androsterone" ang ika-apat habang ang natitirang lima ay hindi. Kataka-takang sa anim na booth, ang inespreyhan ang pinagkakaguluhang ginamit ng mga kababaihan! Ito ring mga kemikal na ito, ang andosterone at copulins, ang tipikal na hinahalo sa mga modernong lotion, cologne, deodorant, at mga pabango. Bukod sa mga natural na chemical na pheromones, androsterone, copulins, testosterone, estrogen, at estradol, ang pinatuyong "spanish fly" ay sinasabi ding mabagsik sa pang-gayuma dahil sa taglay nitong "catharidin" na sadyang nagpapa-init ng todo sa katawan ng sinomang makakainom nito. Ito rin ang tinatawag na 'kantaritas' na siya namang isinasaksak ng mga beterinaryo sa isang matsora o dumalagang baboy na ayaw maglandi. (UAYA101@gmail.com)

# ANG LUKEMYA, LIMPOMA, AT MIYELOMA PART 1 OF 3




Marami ang nag-aakala na ang lukemya ay kanser sa dugo. Ito ay kanser sa utak ng buto (bone marrow) – ang 'pabrika' sa loob ng buto na kung saan ang mga selula ng dugo ay binubuo. Upang magkaroon ng mahusay na kaalaman tungkol sa sakit na ito, kailangan munang malaman natin kung ano ang dugo, saan ito binubuo, at paano ito kumikilos.

DUGO. Ang dugo ay binubuo ng mga selula ng dugo (blood cells) at plasma. Ang plasma ay ang bahaging malinaw na likido ng dugo. Ito ang likidonh nagdadala ng mga selula ng dugo na mga maliliit na bagay na nakabitin sa plasma.

ANG UTAK NG BUTO. Ang malambot na tisyu sa mga butas ng buto ay ang utak ng buto (bone marrow). Ito ang 'pabrika' ng selula ng dugo. Ito ang nagbibigay ng mga selula sa daloy ng dugo kung ang mga ito ay nasa gulang na at kung ang katawan ay may natatanging pangangailangan nito. Sa isang malusog na katawan ginagawa ng utak ng buto ang karamihan sa tatlong uri ng mga selula ng dugo. Ang mga ito ay ang pulang selula ng dugo, ang puti selula ng dugo, at mga pleytlet. Ang pagdami at pagbuo ng selula ng dugo ay maingat na pinamamahalaan upang makabuo ng tamang bilang ng bawat uri ng selula upang gawing malusog ang katawan.

Milyon milyong pula at putting selula ang nabubuo sa bawat segundo. Karaniwang nananatili ang mga selula sa loob ng utak ng buto hanggang umabot sa sapat na gulang na kailangang sumama na sila sa dugo at gampanan nang maayos ang kanilang mga tungkulin. Ang lahat ng selula ng dugo ay tumatanda at namamatay, ngunit ang haba ng buhay ng bawat isa ay malawak ang pagkakaiba. Ang mga pulang selula ng dugo ay nabubuhay nang halos apat na buwan matapos umalis sila sa utak ng buto. Ang mga putting selula ay nabubuhay lamang ng ilang oras. Ang mga pleytlet ay nabubuhay ng ilang araw. Dahil sa maikli ang buhay ng mga putting selula at pleytlet, hindi ito maaaring palitan kaagad ng pagsasalin ng dugo.

ANO ANG GINAGAWA NG MGA PULANG SELULA NG DUGO?

Ang mga pulang selula ng dugo (Ang mga imbakan) ay may protina (haemoglobin) na siyang nagdadala ng oksiheno mula sa baga patungo sa lahat ng bahagi ng katawan. Sa paglakbay na ito sa lahat ng bahagi ng katawan, kinukulekta nito ang lahat ng masamang produkto at dinadala ito sa mga baga na kung saan ito ay ibubuga bilang karbon dayoksido (carbon dioxide). Kung kulang ang pulang selula ng dugo ang isang tao ay maaaring makaramdam ng pagod at panghihina. Maaaring namumutla at madaling mapagod dahilan sa ang katawan ay hindi nakakakuha ng lahat ng oksiheno na kailangan nito. Ang kakulangan ng pulang selula ng dugo ay tinatawag na anemya. ITUTULOY

# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Tinigum ni Issa Mohammad Tragua
Send ur jokes to jorgetragua@yahoo.com






APO: Lola kumain ka na kahit dalawang kutsara lang para gumaling ka na.

LOLA: Lokong batang ito. Lugaw nga di ko malonok, kutsara pa!

INA: anak, tawagan mo nga tatay mo sa celfon, pauwiin mo na.
[pagkatapos tawagan]
ANAK: nay, babae po ang sumagot
INA: (galit) sinasabi ko na nga ba, may tinatago yang tatay mo! Anong sabi???
ANAK: 'you have zero pesos in your account…" hindi ko na tinapos 'nay mukhang matapobre.
(padala ni Edwin Limosnero)

DORAY: mare, kulang pa kami ng isang miyembro, baka gusto mo sumali sa paluwagan.
PINANG: hindi pa ako pwede, mare.
DORAY: bakit mare?
PINANG: virgin pakasi ako.
(padala ni Edwin Limosnero)

EMPLEYADO: Boss, namatay pala ang ating manager, pwedi ba ako nalang ang papalit pwesto niya.
BOSS: Pwede naman, pero iwan ko lang kung papayag ang punerarya.
(padala ni JimJim Uy)

Titser: Sinong gusto pumunta sa langit? (Nagtaasan lahat maliban kay Pedro) Bakit ayaw mong pumunta Pedro?
Pedro: Kasi Maam pinapauwi ako ni Mama ng maaga ngayon.

Pacman: honey, buksan mo na yung sweets
Jinky: lambing mo talaga, mwah!! Nasan ang sweets honey?
Pacman: yung sweets ng ilaw, di ako makakita… ang dilim!

apo: lola,lola tinuro samin sa school ang pag gamit ng po at opo...
lola:aba, ang galing ah..
edi alam mo na gamitin ang po at opo???
apo: OO ~!

Reporter: Manny, anong bill ang gagawin mo kapag congressman ka na?
Manny: Ano'ng bill? Yung tomotonog pagkatapus ng bawa't round ng bukseng?

Teacher: Ano ang ating pambansang hayop? nagsimula sa letter K!
Student: kuto?
Teacher: no, nagtatapos sa letter W!
Student: Kutow?
Teacher: mali,may sungay to.
Student: DEMONYONG KUTO?
Teacher: get out!

May tatlong magkakaibigan at naguusap sila sa kung sakaling magkakaanak sila ano ang ipapapangalan sa mga anak nilang lalaki kung sakali.
Noel: ang gusto ko Leon, kabaliktaran nang Noel
Nino: sa akin naman ay Onin baliktad din nang name ko.
Toto: wag nyo ko masali sali sa usapang nyan ..

Anak 1: Tatay ko nagtanim ng kamatis, sa galing nyang mag-alaga, kasing laki ng upo.
Anak 2: Wala yan sa tatay ko, nagtanim din ng kamatis kasing laki ng melon!
Anak 3: Wala yung mga tatay nyo, nagtanim sya ng kamatis, kasing laki lang ng kamao ko.
Anak 1&2: E talo na yan...
Anak 3: oo, pero kung may mas lalaki pa dito, sabog ang mukha.

PARE1: Pambihira talaga ang buwaya doon sa amin pare ang lalaki at mababagsik pa,
PARE2: Naku pare maluluma ang buwaya ninyo dito sa amin.
PARE1: Syanga!
PARE2: Ba oo pare. Alam mo ang buwaya namin dito, hindi lang halang ang bituka at mababagsik. Naghhanap buhay na, may sideline pa!

